# BUHAY

NI

# FAUSTINO AT NI MATIDIANA

## SA IMPERIONG ROMA

HAÑGO

sa Historia nang Apostol San Pedro,

TINAGALOG

ni Don Roman de los Angeles



MANILA 1900

IMPRENTA "LA DEMOCRACIA"

*calle Villalobos 37, Quiapo.*

# D. LUIS REMEDIOS,

**PRESBÍTERO PREBENDADO DE ESTA SANTA IGLESIA CATEDRAL Y SECRETARIO DE CÁMARA Y GOBIERNO DEL ARZOBISPADO DE MANILA, ETC.**

**CERTIFICO: que á una instancia presentada por D. Roman de los Angeles, en solicitud de licencia de impresión, el Sr. Provisor Gobernador Eclesiástico, se ha servido decretar lo siguiente:**

**Manila 30 de Agosto de 1883.—Por las presentes y por lo que á Nos toca, concedemos la licencia necesaria para que se pueda imprimir el manuscrito tagalo titulado: *Buhay ni Faustino at ni Matidiana sa imperiong Roma*: en atención á que de nuestra órden ha sido examinado, y no contiene según la censura cosa alguna contraria al dogma católico y sana moral. Líbrese por Secretaría copia certificada de este decreto al interesado, y archívese original.—P. A. de S. E. I. el Provisor Gobernador Eclesiástico. —Licenciado, Francisco Paja.—Por mandado de S. S—Luis Remedios, Secretario.**

**Y en cumplimiento del preinserto decreto, libro la presente certificación en esta Secretaría de mi cargo á treinta de Agosto de mil ochocientos ochenta y tres.**

LUIS REMEDIOS.

# BUHAY

NI

# FAUSTINO AT NI MATIDIANA

Cun mabait ang babai,
ualang hindi pumupúri,
mag-asaua man subali,
carañgalan nang lalaqui.

Nang unang panahon nğ di binyagan
ang imperiong Roma na cabalitaán,
sarisaring dioses ang iguinagalang.
laláng nang demonio t, pagdarayang tunay.
At panahon namang buháy pa sa mundo
mangğa apóstoles nang Poong si Cristo,
ang pinaca púno nila,i, si S. Pedro
doon tumatahán sa Antioquiang reino.
Ang mangğa romano sa panahong yaon,
pauang nabálita sa tapang at dúnong,
marami ang haring namamanğinoón
sacop nang canilang buying emperador.

May isang márangal bunyíng caballero
isá sa senador nang mangã romano, (1)
ang pangãla,t, bansâg nito,i, si Faustino
magandáng ugali,t, mabait na tauo.

Siya,i, may asauang tantóng minamahal,
ngãla,i, Matidiana sacdál cagandahan,
at nacaragdág pa yaong cahinhinan,
mabining mangãusap púso,i, matimtiman.

Sa catahimican ni'ang pagsasama,
palibhasa,i, gapos nang daquilang sintá
linoob nang langit na sila,i, nagbungã
ng tatlong lalaquing magsing-isang gandá.

Ang panganay nila ang ngãla,i, si Fausto
at ang icalauá naman ay Faustino,
sacá si Clemente bilang na icatló,
pauang mangã musmós cabataáng tauo.

Mahigpít na tali nang púsong dalauá,
bungã palibhasa nang daquilang sintá,
ngũni at sa mundo,i, ualang láguing sayá
na di hinalinhán nang maraming dúsa.

May isang capatid itong si Faustino,
bagong tauong basál ang ngãla,i, Germano,
ninamnám ang paing handóg ni Copido
nahúli ang púso pagdaca,i, nanglomó.

Nilagnát ang dibdib at di mapalagay
sa cay Matidianang mangã cagandahan,

---

(1) Senador ay cun bagá rito sa atin, ay isa mañga oidores, at sila ang humahátol nang mañga usap.

di naman masabi,t, na-aalang-alang
dahil sa capatid baca mamalayan.
Matá,i, mang piliting bunutin sa púso
ang mabisang tunod nang lilong palasó,
hindi rin mangyari,t, lalong tumitimo
at nananaig din ang pagsintáng lalo.
¡Oh! capangyarihan nang lilong pagsintá
nila'apastang̃an mahal man at múra,
ang hipag mang tunay di inalintana
masunód nalamang ang masamang píta.
Gauá ni Germano suyui,t, suyuin
paglingcoran naman at pagsundin-sundin,
at ang bantá niya,i, upan ding mapansin
ang túcoy nang púsong sintahi,t, guiliuin.
At si Matidiana naman ay ang gauá
magpalibáng-libáng mag ualang bahalá,
di niya acálang Germano,i, magbantá
na siya,i, sintahi,t, capatid na báta.
Sa di na mapiguil ang udyóc nang sintá
cun di ipahayág sa nagbigay dúsa,
di naala-alang yao,i, hipag niya
naualá ang hiyá at madlang pang̃ambá.
Ipinahayág na nang boong pag-irog
casabáy nang hibíc at paghihimutóc,
ang sintáng malaong iningat sa loób
at sa caniyang búhay pílit na tatapos.
Pagcaring̃ig nito nang gayong pahayag
sa galit nang loob pagdaca,i, nag-alab,

Germano,i, minura nang di hámac-hámac
sa paglapastañgan niyang pañguñgusap.
Si Germano nama,i, hindi nacaquibó
pinilit nilañgáp ang gayong siphayo,
hidi rin mangyaring maualay sa púso
ang nananaig din ang sintang binúco.
Sa gayon nang gayon mañga pagbabaca
si Matidiana ñga,i, nag-aalaala,
na cun ipahayag sa sintáng asaua
pilit papatayin na ualáng pagsála.
Minagaling niya ang siya,i, umalís
siya,i, magdahilan sa asauang ibig,
cun di siya maquita lumimot na pilít
yaong si Germano sa sintá,t, pag-ibig.
Lumapit na siya sa sintáng asaua
aniya,i, Faustino icao,i, manairñga,
aquing sasalitín yaong napaquita
sa aquing pagtulog may galit na diosa.
Uica,i, *Matidiana cun di ca umalís*
*pasa-ibang lúpa muna at lumigpít,*
*ito,i, tandaan mo,t, darating na pílit*
*sa iyo ang lahat na hampás nang lañgit.*
*Iyong ipagsama dalaua mong anac,*
*houag palibanin ganapín mong agád,*
ito esposo co ang quinasisindác
aco,i, tulutan mo nitong aquing lacad.
Doon sa Atenas aco,i, patutungo
dalauá tang anac pa-aaralang co,

si Clemente naman maiuan sa iyo
culang pa sa edad bátata pang totoó.
Ang asaua nama,i, lubós naniuala
na ang diosang yao,i, sa langit nagmulá
humanap nang barco,t, inupahan na nga
saca inalulan yaong tat'ón mutyá.
Sabihin pa bagá nang bago umalís
manga paalaman at hinibíc-hibíc,
nang dalauang púsong maglalayóng pílit
di co na masabi,t, díla,i, mauumíd.
Humihip ang hangin agád nang tumulac
dalauang sing-ibig nagcalayong agád,
sa lacás nang hangin tulin nang paglayag
at hindi nalaon naualá at sucat.
Gaano cayang hirap ang di dinaramdám
nitong Matidianang may púsong matibay,
na sa pag-iingat nang púri niyang targan
ay inalintana sampóng camatayan.
Ito,i, dapat tingnán nang manga babayi
lalo,t, may asaua na cumacandili,
dapat pag-ingatan ang hauac na púri,
sila ang corona,t, dangál nang lalaquí.
Sa catahimican nilang paglalayág,
ay caguinsá-guinsá sinam-án nang pálad,
umunós sumigua,t, bumaguióng malacás,
sampó nang sasaquian lumubóg sa dagat.
Sabihin pa bagá manga caguluhán,
caramihang tauo,i, nangaglalanguyan.

at si Matidiana,i, nacahaguíp naman
caputol na tabláng guinauang timbulan.
At naca haguilap nang isang ring tablá
na pinag'ulanan sa bátang dalaua,
caniyang sinusundán palibsa,i, ina
ibig na maligtás sa gayong pañgambá,
Sa lacás nang hañgin napahiualay rin
sa dalauang anac ang inang maguilio,
siya,i, ipinauid sa isang pangoañgin,
catauan,i, salantá sa bató,t, buhañgin.
Sabihin pa bagá mañga panambitan
ang dalauang anac tauaga,t, tauagan,
pinaghahampasan hálos ang catauan
dahilan sa anac na napahiualay.
Cayong mañga dioses na na sa Olimpo
ano,t, natitiís ang lahat nang ito,
di pa palabasin tanang elemento
at pabulusucan ang lilong Germano.
Siyang púnong mulá niyaring mğa hirap
na napagsapit co at pagca-uacauac,
saan hahanapin ang dalauang anac,
¡oh napacadustá,t, maraual na pálad!
O lilong Germano cun di mo inisip
ang gauang magsucáp sa iyong capatíd,
ang hirap na ito,i, di co masasapit
sa asaua,t, anac aco,i, napa-uaglít.
Cayong mğa dioses nasaan ang liñgap,
ano,t, natitiís itong tanang hirap,

baquit at nabiñgí sa tinauag-tauag
at tinaghóy-taghóy nang cahabág-habag,
Jupiter, Saturno, Venus at Minerva,
macapangyarihang dios sa Estigia,
mañga saan cayo ñgayo,t, naualá na
at di abu'uyan acong sumasambá.
O nañgaualán na nang capangyarihan
hindi macatulong sa nahihirapan,
nasaan ca man lilong camatayan
at di mo pa putlín yaring abáng búhay.
At sino pa caya yaríng tatauaguin
at canino naman aco dadalañgin,
mangyaring itúro,t, sabihin sa aquin
saan matatagpó ang dalauang guilio.
¡Ay mañga bunsó co di co pagsisihan
mañga pinagsapit nitong ating búhay,
sa pagtatangol co niyaring puring tañgan
na ibig ihapay nang lilo,t, sucaban.
Sa tinañgis-tañgis at tinauag-tauag
mañga tagá roo,i, nagsidalóng lahat,
maquita ang lagay na cahabág habág
hálos ay lumúha sa ganitong hirap.
May isang babaying báo sa asaua
ang lalong nahabág sa nasapit niya
siya ay niyacag na sila,i, magsama
sapagca ñga bao,t, nag-iisa-isa.
Ipagpagayong co sa dalauáng anac
sa nilutang-lutang sa guitná nang dagat,

sila,i, nasumpuñgan nang mñga piratas (1)
maquita at buháy dinalá nang agád.

Doon itinu'oy sa bayang malapit
at ipinagbilí itong magcapatíd,
at isang babayi ang siyang nahapis
sa dalauang ito,i, binilí ring pilit.

Ang pangalan,t, bansâg nito,i, si Justina
binago ang ñgalan nang bátang dalauá,
ang pangalan Fausto ñgayo,i, si Aquila
at si Faustino ñgala,i, si Niceta.

At capoua sila na pinaturoan
nang dúnong na ciencia ñg hindi binyagan,
at si Simón Mago na cabalitaan
ang bilang na maestro nitong nag-aaral.

At pinagtatac-hán itong Simón Mago
dunong na manghula,t, gayon sa encanto,
cun caya piniling siyang maguíng maestro
ibig ni Justina sila,i, mañga túto.

Nagsi-laquí na ñga itong mañga báta
pauang natutuhan carunungang madlá,
si Justina nama,i, malaquí ang touá
at pauang nasunód lahat nang ninása.

Caya ñga at sila,i, pinacamamahal
nitong si Justina,t, anac manding tunay,
baquit sa ugali,t, quilos nang catauan
napagquiquilala na dugóng malinao.

(1) Piratas ay ang mañga nanghaharang sa dagat at namimihag.

At sa catalasan nang bait at isip
ang lahat nang ciencia,i, pauang nasalicsíc,
caya,t, nabalitang marúnong mabait
sa boong sang Grecia itong magcapatíd.

Isang arao namang sila,i, nagpapacial
ang maestro at tanáng nagsisipag-aral,
nasalu-salubong namang nanğanğaral
yaong si S. Pedrong apóstol na mahal.

Pinanğusapan na nitong si S. Pedro
na houag manğahas manğaral sa tauo,
nang manğa panğaral túro nang demonio
nang di mapasamá sila sa infierno.

Nagtatalo na nğa ang dalauang pantás
sa canicanilang manğa sectang hauac,
at si Simón Mago ang ipinanğahás
ang caniyang dunong sa encanto buhat.

Pauang pinasucong lahat ni S. Pedro
baquit hinaluan nang manğa milagro,
nahiyá ang maestro sampóng discípulo
naualán nang lacás ang manğa encanto.

Magmulá na noo,i, itong magcapatíd
nabucsán ang matá,t, namúlat ang bait,
tinalicdáng agád ang sectang malupít
sa aral ni Simón malaquí ang galit.

Canilang hinanap yaong si S. Pedro
sila,i, napabinyág sa mahal na santo,
di na humiualay sumama na rito
catulong manğaral sa lahat nang tauo.

At sila,i, tinanong cun saan ang bayan
at cun sino naman ang mañga magulang,
sagót nang dalaua ay romanong tunay
at mahal na tauo ang pinangalingñan.
Natatandaang co hálos hangang ñgayon
cami ay naglayag nang ina cong poon,
hindi namin tantó ang dahil at túcoy,
inabot nang baguió, nabasag ang daong.
Ang aming ina,i, híndi matalastas
cun siya,i, napaano at cun saan napad-pád,
itó na po lamang aming naguing pálad
at ñgayo,i, ibá na ang inang may ingñat.
Ang pagbalicáng co,i, ang canilang ama
yaong si Faustinong naiuan sa Roma,
malaon nang arao na nababalisa
at ualang balíta sa tatlong mag-ina.
Ang púso,i, namahay sa dálita,t, lumbay
ang lahat nang tauo ay napagtanunñgan
ualá ring magsabi cun nañga pasaan
ang dalauang anác at asauang mahal.
Sa arao at gabí laguing nanananñgis
¡ay! mañga anác cong aquing iniibig,
¡oh! esposa cong cabiyac niyaring dibdíb,
saan cayang lúpa cayo,i, mahahaguíp.
Maquita ang gayon nang lilong Germano,
pagdaca,i, nagsabi ang uíca,i, ganito,
houag pagpilitan cun ang asaua mo
sapagca,t, babaying tantong maglililo.

Houag cang mahapis aquing sasabihin
ang mg̃a nangyaring gauá noong tacsíl,
tinipíd co lamang cusang inalihim
sa iyó,t, nang di ca biguian nang hilahil.
Isang arao ng̃ani aco,i, pinipilit
sa gauang mahalay nang lilo,t, balauís,
aco,i, tiuatauag sa loob nang silíd,
hindi ng̃a nagyari at aco,i, nagalit.
Ang caniyang pag-alís nagdahilán lamang
sapagca,t, nahiyá sa gauang mahalay,
caya capatíd co houag pagpilitan,
anhin ang babaying ualang púring tang̃an.
At isang alila ang casama-sama,
quinaca-agulo nang iyong asaua,
sa malaquing hiyá nagpacalayó na,
caya di mo sucat icabalisa.
¿Aling dibdib caya ang hindi pumutóc?
¿alin namang púso ang hindi masúnog?
sa alap nang apóy nang galit at poot
nang ito,i, marinĝig sa bibig nang hayop.
Ito bagá,i, sucat na maatim caya,
gumauá nang usap at mag-uíca-uíca,
nang hindi nasunód ang masamang nása,
nanira nang púri,t, nagtalabíd dila.
Hindi na inisip nang lilong sucaban,
manira nang púri lalo,t, cabu'anaanan,
anong bubung̃ahin maguing cahanganan
cundi ang sacunáng hindi mailagan.

Ito,i, sucat tignan nang alin ma,t, sino
ang manirang púri sa capoua tauo,
ualá nang lalaquí sa baläd nang mundó
na daquilang sála napaparis dito.

Sapagca ngã,t, ito,i, cun ipatauad man
ang masamang bungã,i, calat na sa tanan
hangang cumalat ang casasapitan,
mararagdagan pa at pagsasangãhán.

Ito,i, ugali na at lacat nang mundó
ang munting salita,i, hahabang totoó,
hangang cumacalat sa maraming tauo
lalong sumasamá ang naguiguing dúlo.

Di paris nang ibang mangã casalanan
ay may patauad din capagnabayaran,
ó iulí caya cun bagá,t, ninacao
ualang matitirang bahit na casamaán.

Isang sáron tubig ang nacacatulad
cun iyong ibubó,t, sa lúpa,i, cumalat,
na ibiguin mo mang tipuning masagap
hindi na mangyayari cahit cacapatac.

Gayon din ang púri cun napapalual
naguiguing hantungãn ngã bulóng-bulúngãn,
na ibiguin mo man ang ito,i, matacpán
hindi na mangyari,t, calat na sa bayan.

Aquing sasalitín ang mangã nangyari
nasapit nang búhay nang isang lalaqui,
nang inyong matantó cun gaano ang laqui,
nitong casamaán nang manirang púri.

## ANG SARO NANG TUBIG.

Sa bundóc at párang sa ciudad ng̃ León
may isang binatang mabait na pastor,
sa gandang lalaqui ualang maca-úcol
sa nasasacupan nang canilang náyon.
Ang ng̃ala,i, Lorenzo nang pastor na itó
loob na maámo mahirap mang tauo,
lapastang̃anin ma,i, hindi nabubuyó
caya,t, pinupúri nang alin man,t, sino.
Sa bundóc ding yaon may isang dalaga
magandang babayi ng̃ala,i, si Jacinta,
mahinhin, mabait, cahimat, pastora
sino mang tumitig pílit na sisintá.
Ang dalauang ito,i, ng̃ munti pang báta
ay nag cacasama sa pang̃ang̃alaga,
nang canilang hayop na pinagagála
sa bundóc at párang, pastor palibhasa
Sa touing umagang bago mag-liuayuay
manga háyop nila,i, dadalhin sa párang,
sila ring dalaua siyang magcasabáy
magcasama-sama sa maghapong arao.
Sa paglalaró man sa párang at bundóc
at sa paghahabol nang canilang háyop,
ang dalauang ito,i, magcasundong loób
balang macaquita,i, pauang nalulugod.

Habang lumalaquí ang dalauang itó
tumutúbo naman dito cay Lorenzo,
ang taním na sintang sa púso,i, namúco
doong cay Jacinta,i, napisang totoó.

Caya nga at siya,i, hindi mapalagay
itong si Jacinta cun hindi matingnán,
malilimbág agád sa muc-há ang lumbáy
tatangis ang púso at malulupaypáy.

Yaong si Jacinta naman ay gayon din
itong si Lorenzo,i, sinintá,t, guinilio,
ang dalauang púso nagca-isang tambing
palibhasa,i, pálad ualang pagcapuing.

Ng mamalayan nga ng manga magu'ang
ang dalauang ito,i, nagcacasintahan,
agád iguinayác yaong pagcacasal
at pinagtipanan ang taning na arao.

Sabihin pa bagá manga casayahán
nang dalauang púsong nagca-isang tunay,
di na lamang anhin dumating ang arao
na pinagtipanan niyaong pagcacasal.

May isang binatang palalong totoó
anac nang mayaman ngala,i, si Mauricio,
naguing capangagáo niyaong si Lorenzo
nang pangang saua sa pastorang itó.

Sabihin pa bagá sapagca,t, mayaman
nagpapalalo na at nagmamayabáng,
sa boong acála,i, ualá nang capantáy
caya si Jacinta siya,i, quiquilingan.

Di anong gagauin pálad niya,i, lihís,
caya,t, si Jacinta,i, di siya maibig,
nag-álab ang púso sa malaquíng galit
niyaong si Mauricio nitong pagca-amís.

Magmulá na noo,i, hindi mapalagay
pinagbabantaang Lorenzo,i, mapatay,
nang sa lácad niya,i, di macasalangsáng
doon cay Jacintang ibíg na macamtán.

Sabihin pa bagá ang súcal nang loob
sa arao at gabí hindi macatúlog,
ninanása niya ang magcasigalót
ang dalauang itó na macasing irog.

Lalo nang matantóng dumating ang arao
sa dalauang ito,i, tañging pagcacasal,
yaong si Mauricio,i, nagpapacamatáy
humanap nang daan na magcahiualay.

Nang ualá rin siyang matutuhang gauín
súcat icasíra nang magcasing guilio,
naisip-isipan caniyang dalañginin
ang lilong demonio nang siya,i, acain.

Di na nahinayang itong palamara
at ipinagdúro sampóng caloloua,
nang masunód lamang ang masamáng pita
sa lilong demonio,i, pina ubáya na.

Itó ang nasapit nitong si Mauricio
alipin nang tunay nang mañga demonio,
caya,t, itinúro nang mañga lilo
ang mabuting gauin doon cay Lorenzo.

Siraan nang púri yaong si Jacinta
nang hindi matuloy ang pag-aasaua,
si Mauricio nama,i, siyang minaganda
túro nang demonio at udyóc sa caniya.

Natouá ang loób nitong tauong sucáb
pilit masusunód ang mañga hinahañgád,
sa inaacala,i, ualang pagca-linsád
ang dalauang ito,i, maglalayo,t, sucat.

Pinag-isip-isip sa púso,t, panimdim
ang pag sirang púring caniyang gagauin,
binúco sa loób nang lilo at tacsíl
ang inaacalang paraang magalíng.

Ipagpagayong co naman cay Jacinta
at sa cay Lorenzo lubós na sininta,
di masabing touá nang púsong dalaua
dito sa pagdating pagcacasal nila.

Yaong si Lorenzo,i, hindi lumiliban
cahit isang gabí sa gauing pagdalao,
sa sintáng Jacinta di ibig maualay
ang isang sandalí na hindi matignang.

Yaong si Jacinta naman ay gayon din
ang sintáng Lorenzo,i, lagui sa panimdim,
sa isa mang gabí at di siya siputín
ang hápis nang púso,i, di súcat sabihin.

Dumating ang arao sa quinabucasan
talagáng gagauín yaong pagcacasal,
yaong si Mauricio,i, agád nang nagbantáy
sa licód nang pintó ni Jacintang bahay.

Caya,t, nang manaog yaong si Lorenzo
hindi man naquita yaong si Mauricio,
na na sa sa dilím ang camuchá,i, áso
nanuboc at ibig mañgagao nang butó.

Nagbantáy na siya hangang matahimic
lumalim ang gabí lahat ay maidlíp,
gumapang-gapang na anaquí ganid
itong inaacay nang diablong malupít.

Sa tinutulugang cuarto ni Jacinta
mahimbing ang tulog na dahil sa sayá,
paanong di gayon capagca-umaga
siya,i, icacasal na ualang pagsala.

Si Mauricio naman ay nagdahandahan
nasoc sa cuarto,t, caniyang mamasdan,
na lilís ang cumot taquíp sa catauan
ang lunar sa dibdib ang siyang natingnan.

Di masabing touá nitong si Mauricio
ang dilat nang mata,i, parang baselisco,
nagpacalapit pa,t, maquitang totoó
yaong isang lunar na sa dibdib nito.

Nauiling masaquit nitong panonoód
sa catauang hubó nitong natutulog,
paanong di gayon tunay na ñgang sacóp
nang mañga demonio,t, siyang umoodióc.

Nang maumaga na,i, lumabás pagcoan
pagdating sa salas bintana,i, binucsán,
mañga tauo naman sa tápat na bahay
ay nañgag-bubucás bintana,t, pintuan.

Ang li!ong Mauricio quinuha pagdaca
ang lúbid na hagdán niyang daladala,
doon sa bintana ay inilauít na
at saca naghugos itong palamara.

Siya ay naquita sa tapát na bahay
nagcunuá siyang ualang malay-malay,
at isang babayi siyang nacatanao
ipinag-hinalang ito,i, casintahan.

Niyong si Jacinta caya nğa,t, ang gauá
pinapagdaraan sa manğa bintana,
sa nangyaring yaon bigláng nabalíta
at naguing hantunğan nang manğa sa'itá.

Agád nagpasabi si'a nğa sa ama
niyong si Lorenzo nang madláng naquita
si Lorenzo naman púso,i, nabalisa
agád naparoon nang caniyang maquita.

Nang siya,i, dumating caniyang dinatnan
caramihang tauo,i, nanğag sasa'itaan,
búhay ni Jacinta ang pinag-uusapan
ang manğa nangyari sa lúbid na hagdán.

Anang isa,t, isa,i, sinong may acala
itong si Jacinta i, mabait na báta,
caming lahat dito,i, pauang natutuá
bago,i, na sa loob lihim na cuhilá.

Di namin maisip itong napagsapit
yaong si Jacinta,i, mahinhín mabait,
at gayon din naman sa ganda at diquit
sa boong sang dito,i, ualáng macaparis.

Di namin acalang púso,i, maglililo
sa quilos at anyó mabining totoó,
balat,cayó pala at paquitang tauo
at cun lumacad pa,i, palaguing patungó.
Si Lorenzo nama,i, halos himatain
sa nangyaring ito sa sinta at guilio,
napasandal na ngã,t, púso,i, nalalaguim
at tila estátua nang pagca-patiguil.
Aquing ipagbalíc cay Jacinta naman
mahimbing ang tulog ualang malaymalay,
ang iquinaguising ang caingãyan
niyong mangã tauo sa tapát nang bahay.
Pagdaca,i, nagbangõn púso,i, nagsasayá
ang acala,i, daló sa casalan nila,
pagdaca,i, dumungão muc-ha.i, nacataua
at binati na ngã tanang caquilala.
Mangã tauo agad nama,i, tumalicód,
pauang nagsi-alis uala mang sumagót,
ang naquita niya,i, ang mangã pag-ingos,
mangã panglulurá na pauang pag-ayop.
Yaong si Jacinta púso,i, natiguilan
halos ay ilauít ang boong catauan,
sa pag hanap niya nang púno,t, dahilan
na mangã naquitang pag-libác ng̃ tanán.
Natanao-tanauan yaong si Lorenzo
pagdaca,i, tinauag, aniya,i, guilio co,
halicana,t, aco ay pagsabihan mo
¿anong cahulugan nang lahat nang ito?

¿Baquit at gayon na ang manga pagcutyâ
sa aquin at baquit ipinanglulurá,
ano ang dahilan at saan nagmulá
aco,i, tapatin mo Lorenzo con mutyá?
Lorenzo, Lorenzo, ano,t, di umimíc
alang-alang na nga sa ating pag-ibig,
ano ang dahilan niyang pagcagalit
sabihin sa aquin itong nasasapit.
Yaong si Lorenzo,i, lumapit pagdaca
tinangnan ang lúbip at ipinaquita,
ito ang púri mo ¡oh! lilong Jacinta
ngayo,i, titigan mo,t, nang di ca magtacá.
Pagca-ringig nito,i, pagdaca,i, naboual
yaong si Jacinta,i, tuloy hinimatáy,
matantó nang ama agad dinaluhan
caniyang dinala sa camang hihigan.
Yaong si Lorenzo,i, nouí namang agad
ang dibdib at púso,i, halos na maualat,
dumating sa bahay may bátang nag-gauad
sa caniyang ngalan nasasaráng sulat.
Pagdaca,i, binucsan at caniyang binása
ang uica,i, *Lorenzo icao,i, manainga,*
*houag cang pacasal doong cay Jacinta*
*cun hindi mo ibig na mapalamara.*
*Ang nag-sasalita,i, isang caibigan*
*caya maquinig ca sa ini-aral,*
*ang capurihán mo,i, masasayang lamang*
*anhin ang babaing ualang púring tangan.*

*Ibig mong matantó ang pagca-totoó*
*aquing sasabihin ang lihim sa iyo,*
*cahi,t, man patingna,t, ipa-usisa mo*
*na may isang lunar na sa dibdib nito.*

*Hangan dito lamang yaring aquing sulit*
*icao ang bahala na mag isip-isip,*
*cun ang sininta mo,i, babaing mabait*
*disin ay nag ingat ng̃ púri niyang quipquip*

**Pagca-basa nito niyong si Lorenzo**
**halos ay mamatay sa nangyaring ito,**
**ano,t, ang sinintang higuit sa búhay co**
**ay isang babaing tantong maglililo.**

**Nagdoóp nang camay tumúlo ang lúha**
**nagbuntóng hining̃á sabay nitong uíca,**
**¡oh! nasauíng pálad ¡oh! búhay cong abá**
**¡ay! aquing Jacinta, tapós na ang touá.**

**Ano,t, nag-isip cang maglilo sa aquin**
**ang tapát cong sintá,i, siya mong inilíng,**
**di isinumpá mong ualang ibáng guilio**
**mamatáy ca muna cun may iibiguin.**

**Aco,i, naniualang púso mo,i, matibay**
**na di magbabago cahit icamatáy,**
**inaasahan cong lubós na cacamtán**
**sa arao na ito tayo,i, icacasal.**

**Natapos na lahat ang touá sa aquin**
**hirap calumbayan ang cacasamahin,**
**nitong abáng búhay patung̃ó sa libíng**
**icao aquing sintá siyang naguing dahil.**

Di sinumpá mo sa ngãlan nang Dios
na di maglililo sa aquin pag-irog,
baquin bagá ngayo,i, bigláng nacalimot
ang sintá nang iba,i, tinangáp sa loob.
¡Oh! sintáng Jacinta matalas na puñál
ang inaiua mo sa abá cong búhay,
di mo na lininğon ang sintá cong tunay
at manğa hirap cong aquin pinuhunan.
Isip co Jacinta,i, ang cagandahan mo
cacambál nang tibay mahiguit sa bató,
at sa cagandahan másamang totoó
ang uícang *ang púso,i, tantong maglililo.*
Ipagpagayóng co naman cay Jacinta
sa nangyaring ito,i, sabihin pa bagá,
magmula na noo,i, nagcasaquít siya
at di na nagbanğon sa hihigang cama.
Hindi niya maúbos mapag-isip-isip
ang púno,t, dahilán nitong napagsapit,
ualang na sa loob na may daláng galit
cun di si Mauricióng malabis ang lupít.
Sa di co pagtangáp ng sintá niyan álay
at hindi co ibig na maquiquita man,
aeuan cun baquit parang nasusuclám
doon cay Mauriciong manğa anyó,t, asal.
Mayapa,t, mayaman ásal ay malupít
tila mandin ualá siyang macaparis,
nang matantó niya na di co maibig
aco,i binuntuhán nang malaquín galit.

Caya naca-i.ip nitong cagagauán
túro nang demonio at siyang may laláng,
nang paraáng itó ang aco,i, siraan
púri co,i, icalat sa boong sang-bayan.

¡Ay! Lorenzong guilio ano,t, naniuala
sa manga naringĩg na manga balíta,
ang capurihang co,i, malinis na lubhá
di anong gagauin pálad palibhasa.

Ito,i, talagá na niyong calangĩtán
na aco,i, di dapat sa caligayahan,
malábis na touáng ninása cong camtán
pagdaca,i, lumubúg sa dálita,t, lumbáy.

Di anong gagauin cun ito,i, parúsa
nang Dios na Poon sa madlá cong sála,
huag cong tamuhín ang inasa-asang
cacamtán nang púso na touá,t, ligaya.

Aquing ipagbalíc cay Mauricio naman
matapos magauá itong caliluhán,
ang loob at púso,i, híndi mapalagáy
sariling conciencia ang siyang caauay.

Gumala-gala na,t, upang macalimot
sa guinauang yaon mapaui sa loob,
hindi rin magaua,t. siyan sumusurot
sa caniyang púso hangang sa pag-tulóg.

Laguing ala-ala nitong si Mauricio
ang caniyang caloloua na ipinagdúro,
at ipinagbilí sa manga demonio
laong di malagay púsong naguguló.

Caya ang guinauá ay siya,i, lumayas
sa malayong lúpa siya,i, naglagalág,
at ang cauicaa,i, maualá nang lahat
sa caniyang loob ang dalita,t, sindác.

Ñguni,t, marami nang lúpa ang dinating
lahat ng panglibáng caniyang guinauá rin,
hindi macalimot anoman ang gauín
ang conciencia niya,i, di man patiguilin.

Ñg mayroon na ñgang sangtaong mahiguit
pumasoc sa loob ang siya,i, magbalíc,
sa canilang bayan at maquiquibatíd
sa caniyang guinaua,i, cun anong nasapit.

Nang siya,i, dumating sa canilang bayan
nagtataquip silim ang lagay nang arao,
tinig nang campana,i, siyang napaquingán
parang tinutugtóg nang doblas sa patáy.

Lumacad na siya hangang sa matapát
doon sa simbahan pintó,i, nacabucás,
pumasoc na siya at nagmalas-malas
ang loob at púso parang nasisindác.

At naquita niya doon sa simbahan
na may nacaburol isang tauong patáy,
napalapit siya at pinag-mamasdan
maquita,i, Jacinta ang naroong bangcáy.

Púso ni Mauricio lalo nang natacot
tanáng cagagauán pumasoc sa loob,
lalong nacaragdag nang pangingilabot
na cun titigan niya,i, tila cumiquilos.

Mapamayá-mayá ay napapabañgon
Jacinta,i, naupó doon sa cabaong,
mata,i, nanglolooc, muc-ha,i, nangluluntoy
mistulang patay ñga ang nacacaucol.

Yaong sí Mauricio lalo nang nañgatál
ibig na tumacbó niyong catacutan
hindi niya magauá parang piniguilan
Jacinta,i, tumauag nang calumbay-lumbay.

Mauricio aniya halica Mauricio
icao ay lumapit sa abang lagay co,
aco ay may úhao cun baga,t, ibig mo
muha ca nang tubig at iinóm aco.

Itong si Mauricio tumacbó pagdaca
at caalám-alám ay na sa sacristia,
may naquitá siya sa isang lamesa
isang sarong tubig pagdaca,i, quinuha.

At saca tumacbó siya at nagbalíc
yaong sárong dalá,i, siyang inilapit,
doon cay Jacinta ñguni,t, nañgiñginig
ang uíca,i, Jacinta narito ang tubig.

Sagót ni Jacinta ay ñgayon Mauricio
ang dalá mong tubig háyo,t, ibubó mo,
diyan din sa lúpa ñgayo,i, maquita co
si Mauricio nama,i, tinguis ang sáro.

Nang maibubó na nañgusap pa mandin
Mauricio aniya,i, mulí mong sagapin,
tubig na binubó iyong pagtipunin
mulí mong isilid diyan sa sáro rin.

Yaong si Mauricio,i, napaluhód agád
parang tinitiçman cun ga,t, masasagap.
hindi na mangyari ang ipinanğusap
na matipon co pa cahit cacapatác.

Sagót ni Jacinta nğayon mo isipín
pagsirang púri mong guinauá sa aquin,
cumalat sa bayan nang calaguim-laguim
balitang panira sa púri cong angquin.

Nğayo,i, iulí mo ang sinirang púri
na napagsapit co nitong pagca-apí,
pi'itin mo man nğa di na mangyayari
sapagca,t, calat na sa taong marami.

Tignan mo ang bunğa nitong calilohán
cahit ang gauá mo,i, pauang cabulaanan,
nğuni,t, ang nangyaring pinagca-usapan
yao,i, guinauá co na tunay na tunay.

Icao ang pumugay nang aquing corona
na dapat maputong sa pagca-dalaga,
icao ang umagao sampó pa nang palma
nang capurihang co, lilo,t, palamara.

Icao ay humayo sinumpá nang Dios
at sa caniyang bahay di ca dapat masoc,
yayang inibig mo ang doon pasacop
sa manğa demonio hayo na,t, pacopcóp.

Pagca-uica nito mulí ring nahigá
yaong si Jacinta bangcay palibhasa.
si Mauricio nama,i, tumacbóng nagbiglá
sa malaquing tacot na hindi cauasa.

Sa tinacbó-tacbóng hindi nagtitiguil,
dumating sa bundóc sa tabí nang bañgín,
may naringĩg siya doon sa ilalim
malamig na voces na humahalinghing.

At saca tumauag ang uica,i, Mauricio
halica,t, tingnan mo ang abáng lagay co,
titgan mo ñgayon itong si Lorenzo
tanang napagsapit sa mañga gauá mo.

Icao ang umagao nang aquing ligaya
icao ang may taním nitong madláng dúsa,
¿baquin siniraang púri si Jacinta
hangang sa namatay ualá mang guinhaua?

Titigan mo ñgayon yaring pagca-lagay
quinalong nğ sáquit na cahambal-hambál,
nabalot ang púso nang dálita,t, lumbay
ualang pagcatapos hangang sa namatay.

Baquit mo inisip at guinauá ito,
manira nang púri sa capoua tauo,
ang ligaya,t, touang ninanasa-nasa co
agad napalitan nang madlang simbuyo.

Dibdib co,i, tiguip na nitong cahirapan
di co na macaya ang bumugsóng lumbay,
sa bundóc na ito,i hinanap ang hangan
sa lalim nğ bañgín niyaríng abáng búhay.

Maringiğ ang gayon niyaong si Mauricio
hindi nacatagal sa pagsising ito,
mata,i, ipiniquit at biglang lumuçsó
ang boong cataua,i, naua at sa bató.

Ito ang nasapit at siyang nangyari
naguing cahanganan nang nanirang púri,
casamaang yaon ualang casing laquí
hustong tatlong búhay ang siyang naputi.

Cun ang casiraan nang capoua tauo
talastás mang tunay na yao,i, totoó,
nguni at cun lihim ay ipag-lihim mo
houag sasabihin sa alin ma,t, sino.

Cunan mong ulirán ang iyong catauan
cun magcamalí ca sa gauáng mahalay,
di ang ibig mo ri,i, houag mamalayan
gayon din ang ibá na may cahihiyan.

Anong loob caya nang nasirang púri
cun bagá,t, cumalat sa tauong marami,
saan man patungõ,i, parang naaapí
di man maitunghay ang muc-há ng̃ pobre.

Anong loob naman ng̃ may cagagauán
na nagcalat sa lahat nitong cahihiyan,
cun bagá,t, maquita ang anyó at asal
nang nasirang púri caya cahabagán.

Ang marahil pa ng̃a,i, hindi na ang áua
ang na sa sa loob nitong maninira,
cun di ang paglibác at mang̃a pagcutyá
sabihin sa ibang caniya ring capoua.

Para bagá silang hindi ini-anac
sa pagcacamalí,t, pagcacadupilas,
ay bago,i, sa mundo ay anomang ing̃at
na gauí,i, marahil madalás ang lagpác,

Dapat sanang gauin ihiñgí nang áua
sa Dios na Poon ang tauong nasíra,
macabaligcuás din at magsising cúsa
nang ang calolua,i, houag mapasamá.

Hindi,t, ang madalás na tinutularan
yaong cay Mauriciong mañga cagagauán,
manglibác, manira nang púri nino man
at di ala-alang siya,i, mamamatáy.

Sa mañga linisang búhay ay ibalíc
nang ating matantó ang mañga nasapit,
yaong si Faustino,i, malaquí ang galit
dahilán sa sumbóng ni Germanong capatíd.

Caya,t, ang guinauá,i, gamayág pagdaca
at saan mang lúpa,i, hahanapin silá,
yarí ang hátol co na di mag iibá
tatambiñgang agád siya nang parusa.

Clemente,i, tinauag siyang iniuanan
nang ari,t, ibá pang mañga cayamanan,
humanap nang barco na mauupahan
sumacáy pagdacang ualang liban-liban.

Pinatíd ang ancla,t, agád nang lumayag
ang hindi mapisíl púsong nagniniñgas,
alo,t, panibughó ang uma-aquibát
maguing patalím ma,i, sasaguii,t, súcat.

Uupó,t, titindig, bubuntóng hiniñgá,
susuntóc, tatadyác, lulúha ang matá,
mapamayá-mayá,i, parang maguiguiclá
at mapapapatayó na tila estátua.

Gulóng-gulóng lubhá ang bait at isip
hindi macatulog sa gayong nasapit,
at cun maala-ala ang hinhin at bait
nang asaua niya,i, lalong nahahápis.

Di caalam-alam gayon din ang pálad
sa catahimican nilang paglalayág,
nagdilím na biglá,t, bumaguióng malacas
sampó nang sasaquian lumubóg, nabaság.

At si Faustino ñga,i, agád nacasaguíp
capútol na cahoy doo,i, nañgunyapít,
siya,i, ipinadpád nang hañgin at tubig
sa dalampasigan nang lúpang malapit.

Nang maca-ahon na,i, narito ang hirap
tumañgis-tañgis na at tatauag-tauag,
macain ma,i, ualá at salát na salát
baua,t, macaquita,i, pauang nahahabág.

Itó ang nasapit nitong caballero
sagána sa yaman senador romano,
na iguinagalang nang lahat sa reino
at ñgayo,i, casama nang mababang tauo.

Gayon ñga ang mundo tantóng balintúna
na ualá isamang lumagui sa touá,
sa minsang dumating dapat cang humandá
agád nang susundan nang madláng dálita.

Yayaman ñga sila,i, nagcalat-calat na
nagcasabog-sabog anác, ama,t, ina,
di nagcacaalám ang isa at isa
cailañgan ñgayong pagtipunin sila.

Si Clemente nama,i, aquing pagbalicán
naiuan sa Roma,t, nagpilit nag-aral,
lubháng matalino,t, agád natutuhan
tanang manğa ciencia nang hindi binyagan.
Ano pa,t, ang lahat caniyang nasalugsóg
caya,t, nabalitang fi ósofong bantóg,
isang bagay lamang ang hindi ma-abót
ang sa calolouang ualang pagcatapos.
Hindi na maubos niyang maisipan
itong caloloang ua'ang pagcamatáy,
at ang maestro ma,i, hindi macaalám
palibhasa,i, bulág sa totoong ilao.
Talagá nang Dios nacaratıng dito
ang isang apóstol nang Poong si Cristo,
si S. Bartolomé nanğaral sa tauo
maraming sumunód sa mahal na santo.
Si Clemente naman naquinyig nang aral
nabucsán ang isip parang inilauan,
at inanyayahan sa canilang bahay
huinauang maestro,t, siya,i, tinuruan.
Nariñğíg nğa tuloy sa mahal na santo
na ang púno nila,i, yaong si S. Pedro
palagay at halál nang Poong si Cristo
doon tumatahan sa Antioquiang reino.
Itó nğa ang úlo nang santa iglesia
may ingat nğ súsi nang pintó nğ gloria,
nagniñğas ang násang caniyang maquita
nitong si Clemente,t, maguing caquilala.

Hindi rin naliban at siya,i, gumayác
ang bayang Antioquia,i, caniyang nilacad,
capagdating doon binati nang agád
niyong si S. Pedro ang bagong alagád.

Saca itinúro sa mangã casama
itong naparito ay hindi sasala,
maguiguing haligui nang santa iglesia
mabisang tangulan nang ating doctrina.

Inampón na siya,t, tuloy inaralan
saca nang matúto agád bininyagan,
itinanong tuloy cun saan ang bayan
at cun sino naman ang mangã magulang.

Sagót ni Clemente aco ay romano
anac nang mabunying senador sa reino,
silang mag-asaua,i, tila sa bantá co
di laang magcamít nang láyao sa mundo.

Ang aquing ina,i, sumacay naglayág
ang dalauang anac dalá sa Atenas.
mangã capatíd cong quinulang nang pálad
tila nangã matáy sila ngã sa dágad.

Ang ama cong guilio nama,i, gayon din
sumacáy sa barco,t, sila,i, hahanapin,
at tila gayon din nasapit narating
¡oh! napacaraual na pálad cong linsíl.

Nagdoóp ng̃ camay nagbuntóng hiningá,
¡ay! amá cong guilio ó masintahing iná,
ano,t, nagsipanao cayo,t, naualá na
aco,i, inulila sa guitná nang dúsa.

Ang Poong S. Pedro púso ay nahambál
sa manğa nangyari na canilang búhay,
siya,i, isinamang sa tauo,i, manğaral
sa loob nang santo siya ay minahal.

Ipagpagayóng co sa cay Matidiana,
babaying may ampón di na macacaya,
sabihin ang hirap nila nğang dalaua
ang siya,i, may saquít salantá ang isa.

Siya,i, gumála na,t, nagmamaca-áua
at nang may macain sila nğa capoua,
di caguinsá-guinsá nasalubong na nğa
yaong si S. Pedro,t, discípulong madlá.

Pagdaca,i, tinauag nang mahal na santo
at pinanğusapan ang uíca,i, ganito,
di súcat manghinği malacás na tauo
cundi ang matandá, may saquít ó lumpó.

Itong Matidiana,i, sumagót pagcouan
tingnán mo na nğa po yaring mğa camay,
at salantáng lahat ang boong catauan
sa nangyaring búhay gayarí,t, paquingán.

Aco po,i, asaua nang mahal na tauo
senador na bunyí nang manğa romano,
pálad co po,i, lihís di laang magtamó
nang caligayahan sa balát nang mundo.

Sa catahimican naming mag asaua
at may tatlong anac caming naguing bunğa,
isip co,i, ualá na acong macapara
sa quinacamtán cong touá at ligaya.

Parusa nang lang̃it sa aquin bantá co
talagáng puputlin layao co sa mundo,
aco ay may bayáo isang bagong tauo
napadaláng cúsa sa malaquíng tucsó.

Di na pinag-isip tanang masasapit
at di na ala-ala ang cacáng capatíd,
acu,i, inalayán nang sintáng mahigpit
nagpapacamatáy hálos sa pag ibig

Sa di co maatím ang pagayóng bantá
na pag'iluhin co ang asauang mutyá,
mata,i, co mang put ín daanin sa gahasa
at sa ámo-ámo lalong lumalalá.

Pinag-iisipin co cun aquing sabihin
sa aquin asaua,i, pílit papatayin,
hindi co maamin ang papag-auayin
yaong magcapatíd dahilán sa aquin.

Ang minaganda co,i, cúsang magdahilán
sa aquing asaua nang aco,i, tulutan,
pa sa sa Atenas na di mababalam
dalaua cong anac ay patuturuan.

Cami ay sumacay sa barco,t, lumayag
pagdating sa laot sinam-an nang pálad,
bumaguión malacás ang barco,i, nabasag
da aua cong anác cun saan napadpád.

Pagca uíca nito,i, sabáy ang panang̃is
¡ay! mang̃a bunsó cong alio niyaring dibdib,
saan cayáng lúpa cayo,i, mahahaguíp
ó nang̃a matáy na ¡ay! sa laquing sáquit.

Sa pagtatangól co nang púri cong hauac
na ibig i ugsó nang lilo at sucáp,
itó ang nasapit nagcauatác-uatác
caming mag-iina sa guitná nang dagat.

Ng̃uni,t, maualá man ang sanglibong búhay
at houag ang púring pinacamamahal,
ang batóng tataquíp sa aquing libing̃an
malinis at ualang bahid cahihiyan.

Nang ito,i, marinig ng̃ Poong S. Pedro
pinuring masáquit ang babaing ito,
aniya,i, dapat cang tularan sa mundo
nang mang̃a babai diyan sa gauá mo.

At sampó sa iyong mang̃a calacasan
na di naihapay nang sintáng mahálay,
at gayon din naman yaong catapang̃an
sa paquiquibaca sa tucsóng masasál.

Sapagca,t, bihira sa mang̃a babai
ang ating maquita na púsong bayani,
cun hindi rin lamang napacacandi'i
sa Dios na Poong macapangyayari.

Sa cabaitan mong di ipinamalay
sa iyong asaua yaong calilohan,
at cun hindi sana,i, pílit na pinatáy
maguing capatíd man cun gayong sucaban.

Diyan sa gauá mo,i, gagantihing pílit
noong Poong Dios na sumasa lang̃it,
icao ay pabinyág at doon manalig
cacamtán mo,i, touang ualang cahulilip.

Aco ay may isa ritong discípulo
quinacatulong cong mañgaral sa tauo,
ang ñgala,i, Clemente ang sabi,i, romano
na anac nang isang bunying caballero.

Ang dinaanang búhay sinabi sa aquin
nang caniyang iná,t, capatíd na guilio,
sa dagat namatáy sa baguióng masiguíng
ano pa,t, caparis nang iyong búhay rin.

Pagcasabi nito ay si Matidiana
híndi na napiguil ang lúha sa matá,
mangyari po lamang sa aqui,i, ipaquita
yaong si Clementeng nangaling sa Roma.

Si S. Pedro nama,i, pagdaca,i, tinauag
yaong si Clemente at pinapagharáp,
capagca quita ñga,i, naquilala agád
pagdaca,i, niyacap ang lúha,i, nalaglág.

Halica bunsó cong ilao niyaring matá
halica,t, yacapin ang abá mong ina,
malaon nang arao tinatañgisan ca
sampóng capatíd mong casamang dalaua.

Nagsi-harap naman yaong magcapatíd
Aquila,t, Niceta ay masíd nang masíd,
maquita nang ina naquilalang tiquís
ay Fausto aniya,t, Faustinong ibig.

Inisa-isa nang niyacap ang anac
hagcan at himasin lúha,i, nalalaglág,
cun ang unang lúha dahilan sa hirap
ñgayon ay hindi na,t, dahilan sa galác.

Agád bininyagan nang Poong San Pedro
at ipinagsamang mangaral sa tauo,
tuloy pinagaling nang mahal na santo
ang lahat nang saquít sa laquing milagro.

Sila ay sumacáy sa isang sasaquian
patungo sa Roma at doon tatahan,
may natanao silang isang munting bayán
dito,i, nagsi-aho,t, magpapahingalay.

Mana,i, isang arao yaong si San Pedro
lumacad cásama ang tatlong discípulo,
Clemente, Fausto saca si Faustino,
at sa isang iláng doon napatungo.

Sa iláng na itó ang talagá,t, nása
ay mananalangin sa Ama nang áua,
na salu-salubong ang isang matandá
damít ay gulaní,t, balbás ay mahába.

Ano pa,t, ang lagay mahirap na tauo
sa anyo at asal salát na totoó,
pagdaca,i, bináti ang Poong San Pedro
at saca nangusap ang uíca,i, ganito.

Aniya,i, mga ibig cun aquing pagmasdán
manga búhay niyo,i, tila manga banál,
nguni,t, ang uíca co,i, masasayang lamang
tanang págod ninyó,t, manga pangangaral.

Sapagca,t, ang tauo maguing ali,t, sino
may canicanyang dinadaláng signo,
anoman ang gauing pagpipilit ninyó
doon din at doon pilit patutungo.

Cun ang isang tauo,i, hilig sa masamá
anoman ang gauin ay sasamá rin ngã,
paanong di gayon malacás na lubhá
ang útos nang astro ang namamahála.

Sagót ni San Pedro laquing camalian
niyang iyong dúnong na pinag-aralan,
di mo bagá tantó ang capangyarihan
nang Dios na Poong cumapál sa tanan.

Di mo natantó siya ang may gauá
nang lahat nang bagay, ng̃ lang̃it at lúpa,
paanong di siya ang mamamahála
at caoouian nang lahat nang lic-há.

Huag mong paquingán ang hilig ng̃ astro
sa Dios na Poon doon managano,
matutuclasán mo ang daan totoó
patung̃o sa lang̃it na laán sa tauo.

Aco,i, di sasagót uíca nang matandá
nangyari sa aquin ang isasalitá,
cayo ay maquinyig at nang maniuála
na ang mang̃a astro ang namamahála.

Aco,i, tagá Roma at isa sa mahal
may asaua namang sadyáng cabaitan,
gayon din sa ganda ano pa,t, napisan
sa caniyang catauan itong cabutihan.

Aquing inusisa sa astrología
ang arao at oras nang paglitao niya,
nagcataon naman ang mang̃a planeta
si Marte,t, ni Venus ay nang̃agquiquita.

Lálo at nataong ang planetang Buan
cay Saturnong bahay doon lumalagay,
at saca cay Marte ay gayon din naman
iisa ang signo nang oras at arao.

Masamá ang hilig cun ipanganganác
láló na,t, babai sa gayon ngang oras,
at anomang bait at anomang ingat
na pagpilitan mo,i, lilo ring ang labás,

Maquiqui-aguló sa manga alila
maglalayás-layás sa malayong lúpa,
at mananatili sa gauáng masamá
palibhasa,i, signo niya,i, dalahira.

At sa catapusán ang mapagsasapit
mamatáy sa dágat na casáquit-sáquit,
ang hilig nang astro siyang umaaquit
at anomang gauin susunód na pílit.

Ang bagay na ito ay nangyaring lahat
ang hílig nang astro siya ring natupád,
at naguing dahilán nang malaquíng hirap
na napagsapit co niyaring abáng pálad.

Ang aquing asaua,i, malábis ang bait,
nguni at nasalitá nang aquing capatíd;
na isa rao arao siya,i, pinipi it
sa gauang mahalay sa loob nang silíd.

At ang guinauá pa nang lilo,t, sucaban
sapagca t, nahiyá sa gauang mahalay,
nagsabi sa aquin cumita nang daan
at nang macaalis, lahat ay dahilan.

Aco,i naniualá tinulutang agád
siya,i, napatungo sa bayang Atenas,
tuloy isinama dalaua cong anac
cumita nang barco at sila,i, lumayag.

Magmulá na no,i, ualá nang balíta
cun saan tumungo ang lilo,t, cuhilá,
bantá co,i, namatáy cun caya ngã,t, ualá
na macapagsabi cun nasaang lúpa.

Sagót ni San Pedro háyo ca Faustino
imulat ang matá ngãyon,i, titigan mo,
ang cabulaanan nitong mangã astro
at paniualaan Dios na totoó.

Sinabing asaua malabis ang ningning
ang caniyang púri,i, higuit sa sa'amin,
sa pagsasangaláng sa púri ngãng anquin
sa iyong capatíd na ibig liluhin.

Cun caya cumita nang mabuting daan
ang siya,i, umalís at nang malimutan,
ang masamang nása nang púsong lanuang
nang iyong capatíd labis na sucaban.

Titigan mo naman ang tatlo mong anac
ngãyo,i, marunong na,t, pauang mga pantás
alin cayang púso ang hindi magalác
nang magquita-quita at magyacap-yacap.

Saang paraiso napa-aquiat caya
itong mag-aanac sa tinamóng touá,
hindi maisaysay masabi nang díla
ang galác nang púso súcat ang lumúha.

Maraming marami ang ganitong tauo
mapagpaniuála sa manğa anito,
nanghuhúla-húla at nang hihimuyo
sa guhit nang pálad tuturan ang signo.

Ang ganitong tauo,i, daming sinisíra
sa canilang dúnong ay naniuála;
ang capangyarihan nang Poong daquíla
di na ini-isip na namamahála.

Siya nang palaguing isinasalcob
ang hílig nang signo,i, siyang masusunód,
anomang dalanğin na gauin sa Dios
doon din at doon pilit mahuhulog.

Paanong di gayon laquing caculanğan
sa manğa misteriong dápat pag-aralan
nang caniyang matantó ang capangyarihan
nğ Dios na Poong may gauá,t, may laláng.

Dapat na matantóng malaquí ang poót
sa manğa anito niyong Poong Dios,
pagsambá sa caniya,i, ipaquiquilahoc
ang paniniuála sa demoniong udyóc.

Sa manğa lalaqui lalong lalo mandin
laquíng caulolan nag-aanting-anting,
hindi rao tatablán cahima,t, barilín
di masusugatan naman sa patalím

Gagála-gála na at magmamatapáng
paquiquitangguilas magsusundáng-sundáng
sampóng camatayan ibig na labanan
bago,i, munting lagnát siya,i, ibubual.

Pinanğaralan na nang Poong S. Pedro
tuloy pinacamtán ang santo bautismo,
nagsasama na nğang nanğaral sa tauo
at catúlong,túlong nang mahal na santo.

Natipon na natin silang mag-aanac
nang pagcacasabeg amá, iná t, anac,
ihinğí nang áua at ipagpasalamat
sa Dios na Poong may gauá sa lahat.

Caya nğa ang tauo,i, dapat na magtiís
nang anomang hirap dá ita at sáquit,
tangaping maluag sa púso at dibdib
at yao,i, caloob nang Dios sa lanğit.

Cun siya,i m gbigay nang mğa dálita
ay may cagalinğan siyang ninanása,
tiniticmán muna,t. pinapaghahandá
sa pagtangáp niyong áua at biyáya.

At sa catapusán naguing cahanganan
yaong si S. Pedro nang siya,i, mamatay
itong si Clemente nahalili naman
siyang naguing papang loob nğ Maycapal.

Natupád ang húla niyong si San Pedro
maguiguing haligui nang aral ni Cristo,
at silang lahat nğa,i, pauang nanğag-tamó
nang caloualhatian sa lanğit na reino.

FIN